# PAGSISIAM

OCOL

# SA CAPURIHAN NANG MARAÑGAL NA PINTACASI

SA

MAÑGA SALOT SA SAQUÍT

NA SI

# SAN ROQUE

QUINATHA AT TINAGALOG

nang M. R. P. Fr. Raymundo Martinez

sa Orden nang mahal na Amang San Agustin

CON SUPERIOR PERMISO

MANILA

TIP. LINOTYPE DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1918

# PAGSISIAM

OCOL

# SA CAPURIHAN NANG MARAÑGAL NA PINTACASI

SA

MAÑGA SALOT SA SAQUÍT

NA SI

# SAN ROQUE

QUINATHA AT TINAGALOG

nang M. R. P. Fr. Raymundo Martinez

sa Orden nang mahal na Amang San Agustin

CON SUPERIOR PERMISO

MANILA

TIP. LINOTYPE DEL COLEGIO DE STO. TOMÁS

1918

IMPRENTA
DE
**SANTO TOMAS**
**MANILA**

---

*Excmo. Sr. Arzobispo de Manila.*

EXCMO. SR:

El que suscribe, Director de la Imprenta de Santo Tomás, de esta ciudad, suplica á V. E. el permiso necesario para reimprimir la *Novena de San Roque*, en idioma tagalo, impresa anteriormente con licencia de la autoridad eclesiástica.

Gracia que espera conseguir de la reconocida bondad de V. E. a quien Dios guarde por muchos años.

Manila 22 de Marzo de 1916.

FR. JOSÉ Mª MILLER, O. P.

---

IMPRIMATUR:
VIRÓN.
V. G.

SECRETARÍA
DEL
# ARZOBISPADO DE MANILA

---

El Excmo. é Iltmo. Sr. Arzobispo de Manila, se ha servido decretar con esta fecha lo que sigue.

Por las presentes y por lo que á Nos toca concedemos al R. Fr. José Mª Miller O. P. Director de la Imprenta de Santo Tomás de Manila nuestra licencia para que pueda reimprimir y publicar el opúsculo titulado *Novena de San Roque* en tagalo, en atención á que han sido impreso con la necesaria autorización. Trascríbase por Secretaría este nuestro Decreto al referido Fr. Miller con encargo de que remita la misma dos ejemplares impresos; y archívese original. —Ef. Miguel, Arzobispo de Manila—Por mandado de S. E. Iltma.—Ignacio Tambungui—Srio.

Lo que trascribo á V. para su conocimiento y efectos consiguientes.

Dios guarde á V. muchos años.

Manila 31 de Mayo de 1918.

IGNACIO TAMBUNGUI

*Fr. José Mª Miller O. P. Director de la Imprenta de Sto. Tomás.*

IN PESTE PATRONUS ERIS



# SAN ROQUE





TANDAAN. *Pagcalohod ay mag-aantandá nang Santa Cruz, mag-Pañginoon cong Jesucristo, at sacá isosonod ang gagamitin sa arao-arao nang pagsisiam.*

## PANALANGING

### ICAGAGAYAC NANG LOOB.

¡Ay Pañginoon cong Dios! na uala cang hangan, at uala ca ring hanga sa puspus na cagaliñgan nang dilang asal mo: acong gauâ mong di carapatdapat, ay nagpapacumbabâ at nagpapatirapâ sa carorocan nang camahalmahalan mong cataastaasan: sinasamba,t, iguinagalang cata nang malalim na cagalañgan, ang icao ñga ang Ama co,t, Pañginoon na may gaua sa lahat, at ang icao lamang ang namimigay nang gracia at nang caloualhatian: ang ibig co sana,i, mara aco sa mañga banal sa lupâ, at sa mañga namamayan sa lañgit nang sacdal na pagsamba nila sa iyo.

Ipinasasalamat co sa iyong ualang humpay ang di mabilang na mañga auà mo sa aquin: lalonglalò ang aco,y, pinapaguing tauo mo,t, hinañgó sa di anoman; ang aco,y, binig-yan mo nang pag-iisip at inihuad mo aco sa iyo rin: ang aco nama,y, inalilá mo magpasaoras na ito: ang aco,y, tinobos mo: ang aco,y, pinapaguing cristiano mo,t, sangcap nang Santa Iglesia Católica: ang aco,y, pinaloguitan mo nang arao na icapagsisisi co sa aquing mañga casalanan: at ang aco,y, ang guinauaran mo nang casaganaan nang gracia sa pagbabalic loob at sa pagbabago co nang asal.

Sumasampalataya acong matibay na matibay sa mañga pahayag mong aral, na pinasasampalatayanan sa aquin nang Santa Iglesia: at sa pananampalatayang ito,y, ibig cong mabuhay at mamatay.

¡Aba cagalingan cong ualan hanga! iniibig cata nang boong pusó co, at pinalalô cata sa lahat na sucat cung ibiguin sa buhay co, at sa catauan co man Totoo,t, aco,y, nagcasala sa iyong maralas nang bagaybagay na pagcaasala: at totoo rin namang aco,y, nagpalamarang loob sa marami mong aua,t, caloob sa aquin; datapoua,t, sa malaquing tulong at graciang iquinasi mo sa aquin, quiniquilala co rin namang tantò ang mañga camalian co, quinalulupitan co ang dati cong pagcaualang loob sa iyo, at sa calac-han nang poot co sa aquing mañga casalanan, ay ipinagmumulâ co sa aquing caloloua,t, pusò yaring uica

co sa iyo: na pinagsisihan co baga, anaquin, ang dating pagcacasala co, at ang icao ñga Dios co, ang buhay co, ang mañga gauà co, ang mañga cahirapan co, na calangcap nang mañga carapatan nang sinisinta cong si Jesús, ay siya cong inihahain sa iyo, bayad sa calinisan at casalanan co.

Nagtitica na acong matibay na di na aco ooling magcasala: bagama,t, aco,y, nañgañgamba sa caropocan nang aquing loob, ay acoy nananalig ding pararatihin mo rin sa iyo, at pasasaganaan nang mañga malalacas na tolong nang iyong mahal na gracia. Dito lamang aco nananañgan, Pañginoon co: sa pagca ibig co pa ang aco,y, mamatay houag acong magcasala sa iyo: aco,y, magpepenitencia nang macayanan nang siyang icapagcauas nang mañga casalanan co: gagampanan co ang aquing mañga catongcolan sa pagcacristiano, pati nang ganang sarili nang aquing pagcalagay pacaiiguihin co ang asal co, at tancang matibay nang aquing loob, na aco,y, magparati sa pamimintohò sa iyo hangang buhay. Siya nauâ.

## ICALAUANG PAÑALANGIN

### SA CAONAHANG ARAO.

Malualhating confesor ni Jesucristo, Roqueng cabanalbanalan, boñga ca nang panalañgin nang iyong banal na magulang at mahal na biyayà ñg Lañgit sa lupà, pacundañgan sa pamag-itan nang camahalmahalang Virgeng Ina nang Dios, quita,y binati,t, quiniquilala, at inaaring sacdal na

pintacasi nang tauo sa dilang hirap nang catauan, at lalong-laló pa sa salot at saquít na nacahahaua, sinadyà ca,t, piniling bocod nang Pañginoong Dios, at nang icao,y, pagsacdalan nang lahat ñg mañga may saquít, at cayâ pinagcaloocan ca ñg mañga bocod na biyayang nacapagpapaquilala nang capangyarihan mo sa dilang casaquitan ; ang mañga magulang mo nang sila,y, lubhang tumandâ, ay sa pag-aalaala nila na uala silang anac na sucat magmana nang canilang cayamanan, ay nagsidolog sa camahalmahalang Virgen, na quinauiuilihan nilang totoo, at nagsipaghiñgi nang totoong pag-auà, na sila'y' pagcaloocan ñg isang anac na itatalaga sa pagsunod sa caniya. Pagdaca,y, pinaquingan ñga ang canilang caraiñgan, at icao ñga ang naguing buñga nang canilang mañga panalañgin. Sa pañgañganac sa iyo napagmasdan nila sa ibabao nang iyong sicmura, na naquiquintal ang isang cruz na mapula. Itong lahat nang ito, ay siyang iquinatuang masaquit nang iyong magulang, at iquinapaguing hulà ñg iyong inang banal nang mañga gagau-in mong cabanalan. Quinauilihan mong masaquit ang pagtulad sa mañga cabanalan nang Virgen, at ñg icao,y, sangol pa, ipinagcocolación mo ang Miércoles at Sábado, na doon sa mañga arao na yao,y, miminsan cang somososo.

Diyatà, cun ang mañga panalañgin mo,y, pinaquingan nang Pañginoong Dios nang dirito ca pa sa lupà, at dahilan dito,y, maraming totoong tauo

ang iyong inampon at quinaauan, at saan di lalonglalong paquiquingan ca dian sa lañgit na quinalagyan mo. Cayâ ñga ipinag-aamòamò namin sa iyo nang totoong capacunbabaan dito sa pagsisiam na ito, na icalara mo cami sa Pañginoong Dios, at nang cami,y, iadya tuituina sa biglang pagcamatay, sa dilang bagay bagay na salot, at sa saquít na nacahahaua: pacamtan nauâ sa amin nang Dios ang graciang icauili naming tumulad sa mañga cabanalan nang mahal na Virgeng Ina at caaliuan nang tauong macasalanan. At yayamang nalalagay itong bayang ito sa ilalim nang iyong ~~mahal na pañgalan, ay~~ idalañgin mo sa Pañginoon Dios nang boong caliuanagan nang loob, na icatoto niyang somonod nang mañga catongcolang cristiano na siyang icapagcamit nang caloualhatian sa lañgit. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guino-ong María, at tatlong Gloria Patri, etc. at sacá isonod itong*

## PANALANGING UACAS

### SA LAHAT NG ARAO NG PAGSISIAM.

¡Oh cagaling-galiñgan naming Dios! na sa malaquing caauaan mo, ay pinagcaloobán mo cami cay San Roque, hindi lamang nang isang pintacasing mag-ampon sa aming caloloua,t, catauan, cundi naman nang isang salaming aming mapañganinohan nang aasalin sa pagtupad nang iyong calooban, at mañguna pa sa amin sa pagtuñgo

dian sa iyong harapan; ipagcaloob mo sa amin, alang-alang sa caniya, na masucuban caming pospos nang pacpac nang caniyang mahal na pagcopcop.

Gayon ding ipinag-aamòamò namin sa iyo, na hologan mo cami nang gracia mong mapagtagumpay, na siyang icasosonod namin sa bacás nang mañga cabanalan niyang inasal. Hinihiñgi rin namin nang tañging pagdalañgin ng saclolong ninanasà namin sa pagsisiam na ito, bocod pa ang isang magandang camatayang, alang-alang sa mahal na Anac mo, na naquiquibuhay at naquiquipaghari sa iyong casama nang Espíritu Santo magpasaualang hangan. Siya nauâ.

## ICALAUANG PANALANGIN.

### SA ICALAUANG ARAO.

Marilag na discípulo ni Jesucristo, maloualhating Roque, mártir nang pag-ibig sa Dios, at sa capuá tauo, caguinhauahan nang mañga may saquit at nasasalot, pinupuri co ang catacatacang cabanalang pinagdaanan mo sa iyo pang cabataan. Nang dalauang pung taon ca na, ay lubos cang naolila sa iyong magulang: datapoua,t, nang mapagnilaynilay mo yaong lobos na cababaan at cahamacang tantong ipinagbibilin ni Jesucristo sa lahat niyang discípulos, na siya ñgang iniuan sa amin nang mañga Santo, ang mañga cahalac-halac na halimbauà, ay tinica mo,t, ang sila,y, huuaran mo. Cayá ñga ipinamahagui mo nang to-

toong calinisan ang mana mong cayamanan sa mañga duc-ha,t, salantang tauo, at bocod pa dito,y, nagdamit cang Peregrino, iniuan mo ang sarili mong bayan at ang ciudad nang Roma ang tinoñgo mo, sa pagpili mo nang cabagayang caruc-haan, ay napilitan cang magpalimos sa iyong paglacad. Ayon sa tiquis mong pagpapahirap sa mahinà mong catauan, ay maraming lubhang cadalitaan ang napagsapit nang iyong buhay; subali,t, tinalo ñga ang lahat na yaon nang caniñgasan nang pag-ibig mo sa Dios. Capag tontong mo sa *Aquapendente*, ciudad baga nang Toscana, ay naquita mo ang malaquing casiraang guinagauâ ñg salot, na ang lahat nang tauo,y, may lucsang parapara. Nahicayat ang iyong loob sa maalab na pagnanasà nang pag-aalagà sa mañga nasasalot, at cusang paghahayin nang buhay mo, cun maguiguing dapat, sa malaqui mong pagca-auà sa capuá tauo. Tiquis nagsadya cang homarap sa Ponò sa hospital, na quinaroroonan nang mañga may saquit. Di hamac ang panguiguilalas nang mañga Ponò sa cusà mong pagharap at paghahayin: subali,t, nang mapagmasdan nila ang cabataan sa cahinaan nang catauan mong malambot at maramdamin, ay pinuri niyang masaquit ang daquilà mong pagcahabag; datapoua,t, hindi niya minarapat ang pahintolotan cang mag-alagá sa mañga nasasalot, bacá icao,y, mahaua. Ang sagot mo dito, ay ang gracia ang magpoponó nang caculañgan nang iyong lacás, na ang uica mo pa:

na lubhang icatouà mong ihayin ang buhay mo, alang-alang sa Dios, doon sa hospital na yaon, sa edad mong dalauang puót, isang taon. Natiguilan baga ang Ponò sa sagot at gayac nang iyong loob, at agad cang tinolotang mag-alagá sa mañga may saquit. Pinagpalang lobos nang Pañginoong Dios ang laquing pagcaibig mo sa caniya; pagmumulá ñgani nang pag-aalaalá mo sa mañga may saquit, ay siyang paghupá nang salot doon sa ciudad na yaon: alangalang dito, marañgal naming Pintacasi, sa di mo pagcahinayang sa buhay at lacas nang iyong cabataan, at ang pinapanaig mo,t, ipinagpasucò sa ogaling layao nang iyong cabagongtauohan, ay ang madagabdab na niñgas nang pag-ibig sa Dios at sa capuá tauo; ay idalañgin mo cami sa Dios, na pacamtan sa amin ang graciang iquinasi sa iyo, sa çatapañgan nang loob at matibay na pananalig, na sa anomang cadahilanang sucat macahadlang sa pagsaclolo sa mga saquit at hirap nang capuá tauo, alang-alang sa Dios, at houag tomamlay at manghinauá ang loob namin tulad sa iyo; at ang gracia ring ito, ay siyang icaadya namin sa casalanang salot na nacamamatay sa caloloua, nang sumapit caming ualang bahalâ, at macasama mong lomoualhati dian sa lañgit. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

---

# ICALAUANG PANALANGIN

## SA ICATLONG ARAO.

Mapanulad ni Jesucristo, mabunying Roque, sacdal mapag-ampon nang tauong nasasalot, at maibiguing totoo sa lahat na may saquit, hindi mo ininda, at di mo ipinañgañgamba mahabá ñg arao ang iyong buhay sa panggagamot sa nañgasasalot; na hangang may saquit ang ciudad nang Cesena, sa maniñgas mong caauaan, guinamot mo ñga doon at pinagaling ang dilang nasasalot, at napapaui itong hampas nang Dios sa iyo lamang pagcaharap.

Gayon din ang nangyari sa iba,t, ibang lupang panañgibang bayan mo, na balang isa,t, isang tauo,y, nagnanasang itirá ca sa canilang bahay, ayon sa uicaan nang lahat: na icao rao ay isang Angel na naganyong Peregrino. Nang mabalitaan mong nahahaua sa salot ang ciudad nang Roma, ay nahicayat naman ang iyong loob nang pagparoon mo sa canila. Nasoc ca roon at siyang iquinaaliu niyong nalumbay na bayan, at iquinaasa nang lahat nang tauo, ayon sa mañga balitang ipinanabi nang dilang pinagagaling mo. Ninasang maquita ca niyong Cardenal Britónico, isa baga sa mañga banal na Ponó at Sacerdote nang panahon yaon. Nagcompisal ca sa caniya, at siyang iquinatantó nang malalim mong cabanalan, na pinagmumulán nang iyong mañga gauang cabanalan, na pinagmumulan nang iyong

mañga gauang cababalaghan. Ipinag-amòamò sa iyo, na ipatanghal mo ang iyong casantosan sa Dios, at ñg ipag-adya yaong nahahapis na bayan sa catacot-tacot na hampas: ñanalañgin ca ñga sa Pañginoong Dios, at nang mahalatá mong icao ay pinaquingan ñga inanyayahan mo yaong naturang Cardenal, na icao,y, samahang magpasalamat sa Dios; bocod dito,y, ipinag-amòamò pa sa iyo niyon ding mahal na Sacerdote, na magsadyà cang humalic sa mañga paa nang Santo Papang Benedicto na icalabing isa. Sinonod mo agad, nagpatirapá ca sa mahal na talampacan nang Vicario ni Jesucristo, hiniñgi mo ang caniyang bendición at ang capatauaran nang iyong casalanan. Icao na caibig-ibig cong anac (ang sagot sa iyo nang Papa), ayon sa isang caguilaguilalas na sinag na naquiquita, na nacalilibot sa iyong catauan, ay hindi mo cailañgan ang aming bendición cami ñga ang may cailañgan nang iyong mañga panalañgin. Natirá ca sa Roma culangculang na tatlong taon, na uala cang guinagauang iba cundi ang pagcaauá mo sa iyong capuá tauo. Cayá ñga yatá, cun ang mañga panalañgin mo ay pinaquingan nang Pañginoong Dios ñang dirito ca pa sa lupá, at dahilan dito,y, maraming tauo ang iyong inampon at quinaauaan; ay saan di laló cang paquiquingan ñgayon dian sa lañgit na quinalalag-yan mo. Cayà ñga, ipinag-aamòamò namin sa iyo dito sa pagsisiam na itó, na icalara mo cami sa Pañginoong Dios, at nang cami,y,

iadya tuituina sa biglang pagcamatay, sa dilang bagaybagay na salot, at sa saquit na nacahahaua. Pacamtan nauá sa amin nang Dios, alang-alang sa iyo, ang graciang icauiuili naming tumulad sa cabanalan nang mahal na Virgeng Ina,t, caaliuán nang mañga tauong macasalanan. At yayamang nalalagay itong bayang ito sa ilalim nang iyong mahal na pañgalan, idalañgin mo sa Pañginoong Dios nang boong caliuanagan nang loob, na icatoto niyang somonod nang mañga catongcolan cristiano na siyang icapagcamit nang caloualhatian sa lañgit. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALÁNGIN.

### SA ICAPAT NA ARAO.

O marañgal na Santo, Roqueng cabanalbanalan, olirang malinao nang mañga tauong cusang nagpapacaruc-hà, at ilao na maliuanag nang magsisilacad sa daan nang cabanalan; bagá man lubhang hominà at nadayocdoc ang iyong maramdaming catauan, ay hindi rin nagcaiba ang lubos na pagcaauà mo sa taong may saquit. Caya ñga pagcariñgig mo nang capighatian nang mañga taga Placencia ayon sa mabagsic na salot na nacapupucsa sa canila, na bihirá ang nacaliligtas, ay agad cang naparoon. Capagdating mo doon, pinasocan mo ang hospital, at guinamot mo ang mañga sugat nang mañga may saquit nang iyong

sariling camay, at capagcua,y, siyang iquinagaling nang lahat. Datapuá, ang may capangyarihang Dios, sa pagtiñgin at nang lalong-lalong masañga,y, ang iyong catiagaan sa cabanalan, ay ipinahintolot na, at nang icao,y, macapaghirap na ñg pag-aalagà sa di maolatang may saquit, na nahaua ca naman sa salot na yaon, at napilitan cang napaalilà sa iba. Nacatolog cang mahimbing ñg isang gabi dala nang malaqui mong capagoran at capuyatan. Nang maguising ca, naramdaman mo ang isang catacot-tacot na lagnat, sampo ñg isang maantac na saquit sa caliua mong paa, na iquinasigao mo nang cahambalhambal na pagiyac. Inari mo itong saquít na padalá sa iyo nang Dios na para niyang isang bocod na biyaya. Ang carahasan nang saquít mong iquinapasigaó, ay siyang iquinapaghihirap sa ibang may saquit sa hospital: sa auà mong malaqui sa canila, hindi ca tumogot hangang di ca napaalis doon. Ipinagdalamhati ang pagcahiga mo sa lupá at ang pagcalagay ñg buhay mo sa capañganiban sa bañgin. Sa catacotan nang mañga calapit, na macá macahaua ang lansañgang quinahigan mo, ay napilitang paalisin ca sa Placencia. Iquinalogod mong masaquit ang ganitong pagtatapon sa iyo, caya ñga nagtañgan ca nang isang tongcod at nag inot-inot cang lomacad nang totoong hirap, hangang di nacasapit sa isang gubat na quinasompoñgan mo nang isang guibà-guibang cubo. Nang paalisin ca,t, itapon nang capuá mo tauo, ay uala nang sinomang mag-

alilá sa iyo, ay ang Pañginoong Dios ang nagtañgan at namahalà sa buhay mong mapagtiis. Pinabucá ñga niya sa tabi nang cubong quinatatahanan mo ang isang malinao at malinis na tubig, na hangan ñgayon ay naquiquita, na pinagcalooban nang isang bucod at tañging cabagsican, na icaliligtas sa salot nang sinomang macainom. Ninom ca ñga,t, hinugasan mo pa ang iyong sugat niyon ding tubig na yaon, at capagcaraca,y, naramdaman mo ang caguinhauahan nang catauan mo.

Diyata, cun ang Dios ay nagtañgan nang iyong buhay, at siya lamang ang nagpagaling sa iyo, Santo cong mahal, aco naman ay icalará mo ñgayon sa caniya, na pacundañgan sa di masaysay mong pagtitiis, ay pagcalooban niya aco nang icapagtitiis co nang hirap, dahilan sa pag-ibig co sa Dios at sa capuà tauo. At yayamang iniadya ca nang macapangyarihang Dios sa maraming lubhang pañganib, at nang icao,y, maguing matibay na moog nang mañga tauong nañgasasalot, ay aco,y, nag-aamòamò sa iyo, na ipag-adyá mo naman aco sa salot na nacamamatay nang caloloua co,t, catauan. Sa iyo naman, Pintacasi cong iguinagalang, hinihiñgi co dito sa pagsisiam na ito, na ipagtangol mo ang bayang ito sa dilang bagaybagay na cahirapan dini sa buhay na malait, hangang di macasapit sa tiuasay na dooñgan. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALANGIN

### SA ICALIMANG ARAO.

Caibig-ibigang lincod ni Jesucristo, Roqueng cagalang-galangan, pinanaligan ng manga tauong nacapagtitiis nang manga hirap at casaquitan ng catauan, at maghuhuli nang caloloua, ay natitilihan acong totoo, cun aquing mapagbulay-bulay ang lobos na pagcacalinga nang Panginoong Dios sa iyo. Hindi lubhang malayó doon sa gubat na quinalag-yan mo, ay may isang matibay na cutà na pinagtatagoan nang isang Caballerong taga-Placencia, dahil sa pagcacasalot sa ciudad na yaon. Ang pangalan nitong Caballero ay si Gotardo; nang siya,y, comacain ng isang tanghali ay isa sa caniyang manga aso,y, sinacmal ang isang tinapay at tomacbo. Hindi niya pinansin ang pagnanacao nang áso; datapoua,t, nang somonod na arao nang siya rin ay nananangħali, ay uling sinacmal nang aso ang tinapay at itinacbo. Ang boong acalá ni Gotardo sa ganitong pagcaquita ay guinogotom ang caniyang hayop, at caya nga inauayan masaquit ang batang nag-aalagà sa canila; baga man itinatalo nitong batà, na hindi niya quinuculangan sa pagcain ang manga hayop, cundi bagcus sinasaganaan, ay hindi rin niya pinaniniualaan. Sa icatlong pagsacmal nang áso nang tinapay at itinacbo, hinabol nila at sinonod; ay manaá, naquita nilang pomasoc sa cubong quinatatahanan mo na iniabot sa iyo ang

tinapay, hinimoran ang sugat nang iyong paá at omalis. Nang matantô ni Gotardo yaong bagay na catacátacá, ay pinaroonan ca, at napagmasdan niya ang calubayan at cababaan nang loob mo at catiisan. Tinanong ca cun icao,y, taga saan, at cun anong dahilang iquinatatahan mo doon sa gubat na yaon; ang sagot mo sa caniya: na cung cayà ca naroon, ay ayon sa pagcahaua mo sa salot; at cayà ñga ipinag-amòamò mo pang siya,y, omalis, at bacà siya,y, mahaua: omalis na agad ang Caballero: datapoua,t, nang siya,y, dumating sa caniyang cutà, sinisi niyang totoo ang caniyang carouagan at cahinaan nang loob, cayà ñga nagpihit uli sa iyong quinalalagyan at ipinatanyag sa iyo, na ang tica nang caniyang loob ay houag homiualay sa iyo. Mapalad ca, ang uicà mo sa caniya, sa pagalinsunod mo agad sa togtog nang Dios sa iyo. Tinauag ca niya, at ang ibig ay magdamit cang Peregrinong para co, at nang matalicdan mo mulà ñgayon ang mundong lubhà mong quinauiuilihan, at ibig na ñgayon din ay paroon cang magpalimos sa boong ciudad nang Placencia sa pag-aayong Peregrino. Guinanapán ni Gotardo dilang bilin mo sa caniya, alang-alang sa Pañginoon Dios, at agad siyang guinanti. Caya ñga yatà, Santo cong mahal, cun ang Caballerong Gotardo, ay nahicayat sa pagbabalic loob sa Dios, nang caniyang maquita ang catiisan at cababaan nang loob mo, ay aco nama,y, idalañgin mo sa Pañginoong Dios, nang graciang ica-

pagbalic loob co sa caniya, icapagpenitencia nang aquing mañga casalanan, at icapagdusa nang tapat sa mañga calilohan co. Bocod pa rito,y, hinihiñgi co dito sa pagsisiam na ito, at idinaraing co pa sa iyo. Ama cong iguinagalang, na yayamang icao, nang nabubuhay pa dini sa ibabao nang lupà, ay naguing taga-pagtangol nang mañga tauong nañgasasalot, ay ipatoloy mo rin ñgayong na sa lañgit ca na, ang dati mong ampon at auà, lalong-lalò sa bayang ito, na siyang icaliligtas sa dilang masasamá dito sa lupa, at icapagsapit sa lañgit. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALANGIN

### SA ICANIM NA ARAO.

Catacatacáng discípulo ni Jesucristo, cabantog-bantogan Roque, sacdalan nang tauong may saquít at nasasalot, dili mangyaring di co ipahayag at ipagparali ang di hamac na capangyarihang ipinagcaloob nang Dios sa iyo. Nagbalic ca ñga doon sa ciudad nang Placencia, na casama mo si Gotardong pinaguing Peregrino mo, at manaá,y, capagcaquintal mo nang Santa Cruz na mahal sa mañga lansañgan at hospital, ay siyang paggaling nang tanang may saquit na nasasalot, at siya ñgang paghupá doon din sa ciudad na yaon nitong caquilaquilabot na hampas nang Pañginoong Dios. Cayà nang pagcaquita nila nang gayong

cahimahimaláng gauà, ay nañgagsigauang parapara, na anila,y, milagro: cayá ñga nagsadyà silang lahat sa quinalalag-yan mo,t, icao,y, pinasasalamatan, at toloy inihatid ca nila sa tinatahanan mong cubo. Sa paglacad niniyo,y, nacariñgig ca sa raan nang isang tiñgig ó voces, na ang uica sa iyo,y, ganito: Roque, aniya, magaling ca na, omoui ca sa sarili mong bayan, at doon ca magpaquita nang mañga bago,t, bagong halimbaua nang buhay mong mapagtiis. Napaquingan din itong voces na ito nang isang lubhang banal na lalaqui, na naquiquisama doon sa caramihan ñg naghahatid sa iyo. Capagdaca,y, sinagui niya ang caramihang tauo, at nagpatirapá sa iyong mañga paa, at ang uica: Roque, alalahanin mo aco sa iyong mañga panalañgin. Nanguilalas cang masaquit nang maturan ang ñgalan mo, na sa cañgino mang tauo,y, hindi mo ipinahayag. Agad mo ñgang dinalà yaong lalaqui, at ipinañgaco mo nang matibay na matibay, na siya,t, ang caniyang caanacan, at sampong boó nilang bayan, ay maaadyang parati sa salot, cundi niya sasabihin canino man yaong voces na caniyang napaquingan, hangang di mabalitaan niya ang pagcamatay mo. Cayá ñga Santo cong mahal, ayon sa malaqui mong carapatán sa harap nang Pañginoong Dios, ay nag-aamòamò aco sa iyo nang totoong pagnanasà, na pacamtan mo sa aquin ang capacumbabaan nang loob, at nang mailayò ang capalaloa,t, caparañgalanang tantong hinahañgà

nang aquing pag-iisip, at nang cung maboong manatili ang aquing loob dito sa capacumbabaang ito, ay houag acong may hanapi,t, hañgaring iba, cundi ang igaganti cong catampatan sa Pañginoong Dios. Ilingon mo sa mañga may saquit ang mata mong maauain. Ipagsangalang mo,t, iadya itong bayang ito sa dilang bagaybagay na salot, at iturò mo,t, ipanuto sa catouidtouiran at cabolosang daan nang aral ni Jesucristo, nang dumating na malouallhati dian sa caguinhauaha,t, lubhang mapalad nā buhay, na iyong quinadorocona,t, pinaquiquinabañgan sa lañgit. Siya nauà

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALANGIN.

### SA ICAPITONG ARAO.

Maauaing lingcod ni Jesucristo, Roqueng mapagtiis, tunay na salamin nang casonoran sa Dios, sacdāl na mapanulad at lobos na matalimahin nang caniyang mañga bilin, ay hindi pa nagcasiya sa iyong loob ang hindi mo pag-inda nang buhay mo nang mahabang arao sa iba,t, ibang bayan, alang-alang sa auá mong malaqui sa capuá mo tauo ; cundi pinacundañganan mo pa itong cabanalang ito, nang isang mabigat na penitencia sa sarili mong catauan, na ipagcamit mo nang caloualhatian nang lañgit. Sa pag-alinsonod mo noong voces na iyong napaquingan, nagpihit cang madalí

sa caharian nang Francia,t, nagdamit cang Peregrino. Nang icao ñga,y, domating sa bayang dati mong tinatahanan, ay hindi lamang di ca naquilala ninomang tauo, dahil sa malaquing capayata,t, casiraan nang catauan mo, cundi para naman pinangbintañgan ca nang masamà, na tictic, carao nang canilang mañga caauay; at cayà ñga dinala ca sa Gobernador sa Mompeller, na hindi iba sa iyo, cundi amain mo ring boó. Nang maquita niya ang iyong calagayan, at quinucusá mo ang di mo pagpapahayag nang iyong totoong pañgalan, ay inari ca namang tictic nang canilang caauay. At nang maayop ca na, ay hinatolan cang mabilangó hangang buhay mo. Hindi mangyaring maobos masabi ang casayaha,t, catouaan nang loob mo nang iyong maquita ang pagcabibilangô sa iyo at ang pag-alipustang masaquit nang bayan mo, at nang iyo ring amaing boò. Ang dila mong pañguñgusap ay sa Dios na lahat, na sa arao at gabí ay nananalañgin cang parati: ang quinacain mo pa roon, ay tubig at tinapay lamang, na ito,y, sinucat mo pa. Ang pagnanasà mong maghirap alang-alang sa Dios ay maniñgas na totoo, at siyang iguinagauá mo nang iba,t, ibang lalang na icapagpasaquit mo sa iyong catauán. Limang taong tiniis mo yaong cahalayhalay na bilangoan at uala isa mang tauong magalaala,t, omalío sa iyo. Yaong nag-aalagá nang bilangoan ay malaquing pagtatacá sa iyong catimtiman at catiisan, na parating uiniuicà: na icao

rao ay caibang totoo sa lahat nang tauong caniyang naquita.

Diyatà, pacundañgan doon sa calac-han ñg pagtitiis mo, Santo cong mahal, nang dilang camorahan at cahamacan, alang-alang sa sinta mo sa Dios, sa mañga daan, sa mañga lansañgan, at bilangoan pa: ay homihiñgi aco ñgayon sa iyo, na cung aco,y, pahamacang alipustain nang tauo nang di magaling, ay houag cong gantihin nang masamang ganti, cundi tiisin co ang dilang cahirapan, pacundañgan sa pag-ibig co sa Dios. Gayōn din namang nag-aamòamò aco sa iyo, na paquingan mo ang mañga caraiñgang ilinalapat sa iyo nang mañga may saquit at nasasalot, at pagaliñgin mo ang canilang mañga casaquitan. Ipaquita mo dito sa bayang ito ang lobos na pagcaauang icapag-iñgat sa dilang cahirapan, at icapagacay sa pagcacamit nang lañgit. Siya nauâ

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALANGIN

### SA ICAUALONG ARAO.

Maauaing discípulo ni Jesucristo, Roqueng casantosantosan at tauong quinaibigang lubhá nang Pañginoong Dios, dapat ñga naming idañgal ang iyong mañga catiyagaan sa mañga gauang cabanalan: cayá ñga, sa malaquing pagcaibig nang Dios na caniyang gantihin ang di mabilang na iyong carapatan, ay ipinahayág sa iyo ang arao at

oras na icamamatay mo, at siyang iquinapagpatauag mo nang isang Sacerdoteng iyong pagcocompisalan. Pagpasoc nito sa bilangoang quinalalagyan mo, ay natiguilang totoo nang icao,y, maquitang nalilibot nang isang cahañgahañgang liuanag, lalong-lalò na nang caniyang maquita ang sarisaring sinag na lumalabas sa mahal mong catauan: datapoua,t, ñg icao,y, macompisal na niya,t, masoboan, ay naquilalang agad ang malalim mong cabanalan; cayá ñga,t paglabas niya sa bilangoan, ay sadyang tinoñgo ang bahay nang Gobernador, at nang masabi ang lahat nang caniyang naquita. Hindi pinaquingan nang Gobernador ang mañga sinabi niyong Sacerdote, cundi bagcus inaring panaguimpan; datapoua,t, nang macalat sa boong ciudad ang balita, na mayroong isang Santo sa bilangoan, ay nagcusang naparoon ang lahat ñg icao,y, matingnan. Bigláng nanaog ang carcelero doon sa bilangoan, at siya ñgang pagcamasid ñg isang caguilaguilalas na liuanag na naquiquita sa mañga siñgit nang pintô. Binucsan niya, at naquita cang nahihigá sa lupá, na camamatay mo lamang. Naquita nang lahat na sasa olonan mo ang isang lámparang may ilao, at isang tablang quinaquintalan nitong mañga uicang ito: *Ang lahat na nahahauahan nang salot, at tumauag sa aquing aliping Roque, ay ipag-aadya co alang-alang sa caniya.* Sinaysay sa Gobernador itong cahimahimaláng bagay na siyang iquinaguitlá, at nang ibalita sa caniyang ina, na

nonô mong babaye, ay sinagot, na cung totoo bagang icao ang caniyang apó, ay maquilala niyang tunay ayon sa isang Cruz na mapulá, na nasa ibabao nang iyong sicmurá mulá nang pañgañganac sa iyo. Nagcatotoo ñga itong tandang ito, at hindi mangyaring maobos na masabi ang paghihinagpis at catouaan nang loob nang iyong nonong babaye, at ñg boong sanbayanan. Cayá ñga,t, pagdacay sinamba ang Santo mong catauan nang lahat nang tauo, at iquinalogod nilang humalic sa iyong mañga paa, na napaaauá toloy sa iyo. Cayá ñga yatá, Roqueng cabanalbanalan, dahil sa pañgacó nang Dios sa iyo, sinasambitlá co ang mahal mong ñgalan, nang aco,y, iadya mo sa salot at sa saquit na nacahahaua. Bocod pa dito, ang idinaraing co sa iyo, na ayon sa malaqui mong pagpilit gumauá nang cabanalan, ay calarahin mo aco sa Dios na caniyang ipagcaloob sa aquing aco nama,y, macatulad sa cabanalan mo. Ang lahat na ito,y, hinihiñgi sa iyo nitong bayang ito, at nang tomouid ang mañga hacbang nang caniyang buhay, hangan di sumapit at mahanganan sa caguinhauahang ualang catapusan. Siya nauâ.

*— Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

## ICALAUANG PANALANGIN

### SA ICASIAM NA ARAO.

Maloualhating Confesor ni Jesucristo, Roqueng cagalang-galang, mahal na caloob ñg La-

ñgit sa lupà, sacdalan nang may saquít, aliuan at pinananaligan nang mañga nasasalot, mártir nang pag-ibig sa Dios, at tunay na salamin nang lahat na somosonod sa ating Pañginoong Jesucristo, sa iyo aco nagsasacdal, at namimintacasi sa mahal mong ñgalan, na aco,y, ipag-amòamò mo sa Dios, at nang tanghalin ang iyong tolong at carapatán. Tingnan mo aco, Santo cong iniibig, nang mañga matang maauain, yamang pañgacò sa iyo nang Dios, na sinomang tumauag nang mahal mong ñgalan, ay maliligtas sa saquit na salot; alang-alang sa iyong mañga cabanalan, ipinagaamòamò co sa iyong aco,y, ipagcamit mo sa Pañginoong Dios, na ipagadya aco sa lahat nang saquit na nacahahaua. Ang capangyarihan mo,y, nananatili dito pa sa lupà, para noong icao ay nabubuhay. At cayà ñga sa ilalim nang iyong ampon at auà, ay nanañgan ang mañga ciudades at mañga bayan, at doon sa lahat na yaon, ay ipinagdiriuang at pinupuri ang mahal mong ñgalan, pinasasalamata,t, ipinagbabantog na ualang humpay ang malaqui mong pagcaauà na ipinagcaloob sa canila. Houag mo acong pabayaan, Pintacasi cong iguinagalang, sa calaguitnaan nitong catacot-tacot na hampas na salot, cundi bagcus aco,y, iyong tolongan manalangin sa Dios na aco,y, caauaa,t, iligtas dito sa saquít na nagdaraan, at mangyaring aco,y, matontong sa daan nang cabanalan.

Ang lahat na ito,y, siyang quinaoouian nitong

pagsisiam na ito, at inaasahan cong camtan cung mag-amòamò ca sa Pañginoong Dios na ipagcaloob sa aquin ang caniyang mahal na gracia. Gayon din naman, isama mo dito sa panalñgin ito ang mañga panalañgin nang lahat na tumatahan dito sa bayang ito, na nagsisipanalig sa capangyarihan nang ñgalan mo, at cung maiadya mo sa lahat na bagaybagay na salot at saquit nang catauan, ay acayin mo naman sa daang ipagcacamit nang caloualhatian sa lañgit. Siya nauâ.

*Tatlong Ama nami,t, tatlong Aba Guinoong María, at tatlong Gloria Patri, etc.*

---

# DALIT SA SANTO.

---

Aba matibay na moog
nang tauong nañgasasalot.

*Amponin mo cami,t, copcop*
*Roqueng capalara,i, puspos.*

Arao na ipinañganac ca
sa catauan mo,y, naquita
tandang nagpapaquilala
buhay mong banal na sadya:
Sa sicmura,y, isang Cruz
ang iquinintal nang Dios.

*Amponin mo etc.*

Pagcauili mong mataman
sa Reina nang calañgitan
tanáng adhicá mong asal
siya,y, ang tinutularan;
Bata ca pa,y, naghahandog
nang pagpapadayocdoc.

*Amponin mo etc.*

Nang icao ay maolila
binahagui mo pagdaca
yaman sa duc-hang lahat na
sa ama,t, ina mo,y, mana:
Alab nang sinta sa Dios
ang pusó mo,y, Nalilipós.

*Amponin mo etc.*

Nagdamit cang Peregrino
Aquapendente,y, tinuñgo
doo,y, ang natagpóan mo
nunucsáng salot sa tauo:
Cusá cang naquipangamot
mag-alila sa may salot.

*Amponin mo etc.*

Ang salot sa iyong harap
napapauing agad-agad
himaláng ito,y, natatap
sampung bacsic mo nang lahat:
Ang sa ñgalan mo,y, tumood
gomagaling na tibobos.

*Amponin mo etc.*

Ang sangbayanan Cesena
gayon din ang taga-Roma
sa iyo,y, quinamtan nila
isang bayaning pagsinta:
Paglipol doon nang salot
lubhang caquilaquilabot.

*Amponin mo etc.*

Lalaqui, babaye,t, batá
nagsisigaling na pauá
ang Cruz cung iyong italá
sa damit nila,y, ilagda:
Anila,y, Angel cang lubos
nag-anyong taong busabos.

*Amponin mo etc.*

Ibinuyó ca nang sinta
na pasá-bayang Placencia
pinagaling ang lahat na
at doo,y, nagcasaquit ca:
Pinaalis cang binocod
dahil sa saquit mong salot.

*Amponin mo etc.*

Sa tahanan mong dampa
Dios icao,y, quinaliñga
gomaling ca alipala
himaláng tantong mistula:
May áso na nagdodolot
canin mong icabobosóg.

*Amponin mo etc.*

Catauan mong natitiguib
nang madlang pagal at saquit
binilangó ca,t, piniit

sa bintang at maling isip:
Limang taón mong sinayod
hirap na calonoslonos.

*Amponin mo etc.*

Nguni,t, ang Dios na nili
pacanáng balabalaqui
pagtiquím sa iyong budhi
lacás cayang di ogali:
Sa bilangoa,y, ang bantog
namatay cang isang Santo.

*Amponin mo etc.*

Naquita sa isang barlaya
nalilimbag natatala
ñgalan mo,y, pagsinambitla
sa salot matitimaua:
Nang di cami mañgasalot
ñgalan mo,y, ibinabantog.

*Amponin mo etc.*

Aba matibay na moóg
nang tauong nañgasasalot.

*Amponin mo cami,t, copcop*
*Roqueng capalara,y, puspos.*

℣. Ipanalañgin mo cami maloualhating San Roque.

℟. Nang maguing dapat caming magcamit nang mañga pañgaco nang ating Pañginoong Jesucristo.

## PANALANGIN.

Ay Pañginoon cong Dios: na sinogoan mo nang Angel ang maloualhating Roque, at pinahatdan mo siya nang capotol na tabla, na doo,y, pinagtibay mo ang pañgacò mo sa caniya, na di ma-

ano sa hampas na salot ang sino mang mamintacasi sa caniya: magdálita ca, at caming lahat na nag-aalaála sa caniyang magpanibago, ay pagcalooban mong mañgaligtas sa salot na nacamamatay sa caloloua,t, catauan, pacundañgan cay Jesucristong Pañginoon natin. Siya nauâ.

FIN.